# IHRAM

## Bago isagawa ang ihram

* Pagputol ng kuko, pagputol bigote, pag-ahit ng buhok sa kili-kili at buhok sa maselang bahagi ng katawan .
* Paghugas ng buong katawan kung maaari, at maaari na ring hindi na maliligo, ito ay sunnah sa mga kababaihan, maging sa mga may regla at bagong nanganak.
* tatanggaling ng lalaki ang lahat ng damit na may tahi at suotin ang suot para sa Ihram.
* tatanggalin ng babae ang Buqu' at Niqaab at dalawang guwantis, at magsuot siya ng Khimar (talukbong) para takpan ang kanyang mukha at ulo sa harap ng mga kalalakihan na maliban sa Maharim, at hindi masamang matakpan nito ang kanyang mukha.

*pagkatapos maligo magpahid ng pabango ang lalaki sa katawan lamang at huwag magpahid sa suot ng ihram, at ang babae ay magpahid narin ng pabango nang hindi marami.
* pagkatapos isagawa ang mga nabanggit, isagawa ang layunin sa pagpasok sa Nusok na kanyang naisin, at kapag naisagawa na ang layunin sa Nusok (Umrah), ito'y nangangahulugang siya ay nakapagsagawa na ng Ihram kahit wala siyang nabigkas na kahit anu, at kung ang naisagawa ang layunin sa ihram pagkatapos ng obligadong salah ay mabuti, at hindi man sa oras ng obligadong salah at siya'y nagsalah ng dalawang tayo (raka'ah) na ang kanyang layunin dito ay sunnah ng pagwuwudu' ay wala ring masama. At kapag nagsasagawa ng hajj o umrah para sa iba siya'y magsagawa ng layunin para sa taong iyon at sabihing LABBAYKA ALLAHUMMA AN (FULAN). At walang takdang salah para sa ihram.

## Pagkatapos ng Ihram

* Iwasan ng Muslim ang pagpuputol ng buhok o kuko subalit kung may nahulog mula rito nang hindi sinasadya o nagputol siya ng buhok o kuko sanhi ng pagkalimot o walang kaalaman sa hatol, siya ay walang sala.

* hindi maaari sa Muhrim na magpahid ng pabango sa kanyang katawan o suot, at walang masama sa natitirang pabango na ipinahid niya bago mag-ihram sa kanyang katawan, at natirang pabango sa kanyang suot ay dapat hugasan

* ipinagbabawal sa Muslim nasa katayuan man ng ihram o hindi, lalaki man o babae ang pagpatay o tumulong sa pagapatay ng hayop o pagtaboy nito sa loob ng Makkah.

* ipinagbabawal sa Muslim nasa katayuan man ng ihram o hindi ang pagputol ng kahoy sa loob ng Makkah at mga berdeng pananim dito na hindi itinanim ng tao.

* Hindi ipinapahintulot sa Muslim nasa katayuan man ng ihram o hindi ang pagpulot ng pera, o ginto at iba pa sa loob ng Makkah maliban sa layuning paghanap ng may-ari.

* Hindi ipinapahintulot sa Muslim ang pamamanhikan o kumontrata sa pag-aasawa at pagpapakasal para sa kanyang sarili man o para sa iba, at ang pakikipagtalik at Mubasharah, dahil sa hadith ni Uthman bin Affan ﷻ, tunay na ang Propeta ﷺ ay nagsabi: ( Hindi maaaring mag-asawa ang Muhrim at hindi maaaring pakasalan ni mamanhikan). Naiulat ni Muslim.

* Hindi ipinapahintulot sa babae sa oras ng ihram na magsuot ng dalawang guwantes sa kanyang mga kamay at huwag niyang takpan ang kanyang mukha ng niqaab o burqu' maliban kung nasa harap ng mga kalalakihan, , dapat niyang takpan ito sa mga oras na iyon ng takip (khimaar) o tulad nito, katulad nang kanyang pagtakip sa

**panahong hind siya muhrim.**

*** Hindi ipinapahintulot sa Muhrim na takpan ang kanyang ulo ng suot na ihram o kasalungat na idinidikit sa ulo tulad ng kufia, turban, gutrah at imamah. Kung tinakpan ng muhrim ang kanyang ulo sanhi ng pagkalimot o walang kaalaman sa hatol, dapat niyang tanggalin ito kung kailan niya naalaala o nalaman ang kahatulan at wala siyang pananagutan.**

## Sa Miqaat

**Karapat-dapat sa nagsasagawa ng hajj o umrah na maligo o magpahid ng pabango kung kaya niya at wala siyang pananagutan kung hindi niya ito naisagawa, at pagkatapos; isuot niya ang suot ng ihram: ang RIDA at IZAAR na dalawang puting tapis, at ang babae ay walang takdang kasuotan para sa ihram bagkus magsuot lamang siya ng kasuotang makakatakip sa kanyang katawan ito man ay pula o berde o asul at iba pa, nang walang paglalantad ng kagandahan. At siya'y magsagawa ng layunin para sa umrah o hajj at sabihin ang: (LABBAYKA HAJJ – LABBAYKA UMRAH), at sa kanyang pagsisimula sa TALBIYA ito'y isasagawa kung naipahayag na niya ang kanyang pagpasok sa NUSUK. Ang Talbiya ay hayagang binibigkas ng mga kalalakihan maliban sa mga kababaihan.**

## Mga Himpilan ng Ihram

**- DHUL HULAIFAH: Himpilan ng mga taga Madinah at ang sinumang dumaan sa kanilang daan, ito ay tinatawag ngayong ABYAR ALI, 450 kilometro ang layo sa Makkah Al-Mukarramah.**

**- AL-JUHFAH: Himpilan ng mga taga Sham, Morocco at Egypt at ang sinumang dumaan sa kanilang daan, ito ay malapit sa lunsod ng Rabig at ang mga tao ngayon ay nagsasagawa sila ng Ihram sa Rabig.**

**- QARNUL MANA-ZIL: Himpilan ng mga taga NAZ'D (Riyadh at mga kalapit pook nito), at ang sinumang dumaan sa kanilang daan. Tinatawag ito ngayong AS-SAYL AL-KABEER, 75 kilometro ang layo sa Makkah Al-Mukarramah.**

**- YALAMLAM: Himpilan ng mga taga Yemen at sinumang dumaan sa kanilang daan, at nagsasagawa ang mga tao ngayon sa AS-SA'ADIYAH, 92 kilometro ang layo sa Makkah Al-Mukarramah.**

**- DHA'TU IR'Q: Himpilan ng mga taga Iraq at ang sinumang dumaan sa kanilang daan, 94 kilometro ang layo sa Makkah Al-Mukarramah.**

## Ihram ng wala sa Wastong Gulang

**1- Ang batang hindi pa umabot ng wastong gulang, magsasagawa ng layunin ng Ihram para sa kanya ang kanyang magulang (o tagapamahala), tanggalin nito ang tahing suot ng bata at magsagawa ng TALBIYAH para sa kaniya at magiging Muhrim ang bata sa pamamagitan nito. Ipinagbabawal sa kanya ang anumang bawal sa malaking muhrim.**

**2- Ang batang babae na hindi pa umabot ng wastong gulang, magsasagawa ng layunin ng Ihram para sa kanya ang kanyang magulang (o tagapamahala), at magsagawa ng TALBIYAH para sa kanya at magiging Muhrim ang batang babae sa pamamagitan nito. Ipinagbabawal sa kanya ang anumang bawal sa malaking babaeng muhrim.**

**3- Nararapat na maging malinis ang kanilang mga suot at katawan habang nagsasagawa ng TAWAF, sapagkat ang Tawaf ay kahalintulad ng Salah at ang kalinisan ay kondisyon ng Salah. At kapag ang batang lalaki at babae ay nasa wastong gulang na, magsagawa silang dalawa ng Ihram nang may pahintulot ang kanilang magulang ( o tagapamahala) at isasagawa nila sa ihram ang isinasagawa ng nakatatanda tulad ng paligo at pagpahid ng pabango o katulad nito.**

# Ang Umrah

## Pamamaraan ng Umrah

**Sinabi ng Propeta ﷺ: ( Ang Umrah hanggang sa isa pang Umrah ay pumapawi ng kasalanang nasa pagitan nito, at ang tanggap na Hajj ay walang gantimpala kundi ang Paraiso). Napagkasunduan ni Bukhari at Muslim.**

**- kanais-nais para sa nagsasagawa ng Umrah na maligo agad pagdating sa Makkah at pagkatapos nito, punta siya sa Masjidil Haram na siyang Baytullah Al-Ateeq upang isagawa ang mga Gawain sa Umrah, at kung siya'y pumunta sa Masjidil Haram ng hindi naligo siya ay walang sala...at sa pagpasok sa Masjidil Haram ang kanyang kanang paa ang dapat niyang unang hakbang at bigkasin ang: AU-DHU BILLA-HIL ADHEEM WA WAJHIHIL KAREEM WA SULTA-NIHIL QADEEM MINAS SHAYTA-NIR RAJEEM..ALLAHUMMAF TAH-LI ABWA-BA RAHMATIK. At ganyang din ang dapat basahin sa lahat ng Masjid (Moske).**

## Pagsuot ng Ihram

**Kanais-nais (o Sunnah) ang ID'TIBA para sa mga kalalakihan sa Umrah at sa Tawaf Al-Qudoom lamang. At ang paraan nito ay ang paglabas ng kanang balikat na ang gitna ng RIDA' (balabal) ay nakatapat sa kanyang kanang kilikili at nasa kaliwang kilikili ang dalawang dulo.**

# Ang Tawaf

## Pamamaraan ng Tawaf

**Ang Tawaf ay pag-ikot ng pitong beses, magsisimula sa itim na bato (Black Stone), kung kaya niyang lumapit sa itim na bato (Black stone), ito'y kanyang halikan kung hindi siya makakasakit ng mga tao sa pamamagitan ng pakipagsiksikan at tulakan ni walang pagmumura at suntukan,, at sapat na ang pagtaas ng kanang kamay mula**

***sa malayo at bigkasin ang ALLAHU AKBAR nang walang tigil sa paglalakad sa harap ng itim na bato at kanais-nais para sa kanya na hawakan ang Ar-Ruk'n Al-Yamani sa kanyang kamay kung kaya niya, at huwag niyang halikan o haplus-haplusin tulad ng ginagawa ng ilan na kanilang sinalungat sa pamamagitan nito ang katuruan ng propeta ﷺ. At kung hindi niya kayang hawakan ang Ar-Ruk'n Al-Yamani dapat niyang ipagpatuloy ang kanyang Tawaf nang hindi niya itinataas ang kanang kamay o magsabi ng ALLAHU AKBAR, kabilang sa Sunnah ang pagbigkas ng: (RABBANA A-TINA FID DUNYA HASANATAN WA FIL A-KHIRATI HASANATAN WA QINAA ADHA-BANNA-R) habang nagsasagawa ng tawaf sa pagitan ng Ar-Ruk'n Al-Yamani at Itim na Bato.***

***At sa ganitong paraan kukumpletuhin ng nagsasagawa ng Umrah ang tawaf na pitong beses o ulit na ikot, magsisimula sa itim na bato at dito rin magtatapos. At itinatagubilin ang RAMAL na siyang mabilis na paglalakad nang may magkakalapit na hakbang sa unang tatlong ikot sa Tawaful Qudoom lamang. At magsisimula ang Tawaf sa itim na bato at dito rin magtatapos.***

## Mga Puna habang nagsasagawa ng Tawaf

***- Nagsasagawa ng Tawaf ang ilan sa loob ng HIJ'R sa paniniwalang tama ang kanyang tawaf dito, at ang katotohanan ang Hij'r ay kabilang sa KA'ABAH kaya't dapat isagawa ang tawaf sa labas ng Hij'r.***

***- Ang paghawak (o paghaplos) sa lahat ng bahagi o haligi ng Ka'abah at paghawak sa telang takip nito o haplus-haplusin ang pinto at Maqaam Ibrahim عليه السلام..ang lahat ng ito ay hindi ipinapahintulot sapagkat ito'y Bid'ah (bago sa Relihiyon) na walang tamang pinagmulan mula sa katuruan ng Islam at hindi ito nagawa ng Propeta ﷺ.***

**- Itinatagubilin ang paglayo ng mga kababaihan mula sa pakikipagsiksikan sa mga kalalakihan habang nasa tawaf lalung-lalo na sa itim na bato at maqaam Ibrahim ﷺ.**

**- Pagkatapos ng Tawaf itinatagubilin ang pagtakip ng kanang balikat at ang pagsalah sa likod ng Maqaam Ibrahim ﷺ kung kaya niya, at kung hindi; magsalah siya ng dalawang raka'ah sa alin mang lugar sa loob ng Masjidil Haram at ito'y Sunnah Muakkadah, basahin sa unang raka'ah pagkatapos ng fatihah ang Suratul Kafiroon at sa pangalawang raka'ah pagkatapos ng Fatihah ang Suratul Ikhlas, at kung bumasa ng iba, siya'y walang sala .**

## Ang Sa'iey

### SAFA'

**- Pagkatapos ng Tawaf, lalabas ang nagsasagawa ng Umrah papuntang Safa' para magsagawa ng Sa'iey ng pitong ikot, at kapag nalalapit na siya sa safa' bigkasin niya ang: (INNAS SAFA' WAL MARWATA MIN SHA'A-IRILLAH).**

**- at aakyat siya sa safa' na nakaharap sa Ka'abah at bigkasin ang: SUBHANALLAH at ALLAHU AKBAR nang tatlong beses at damihan ang dasal habang nakataas ang dalawang kamay at sabihin ang: ( LA-ILAHA ILLALLAH WAHDAHO LA SHAREEKALAH LAHUL MULKU WA LAHUL HAMDU WA HUWA ALA KULLI SHAY'IN QADEER, LA ILA-HA ILLALLAH WAHDA' ANJAZA WA'ADAHU' WA NASARA AB'DAHU WA HAZAMAL AH'ZAABA WAHDAH). Ulit-ulitin ng tatlong beses.**

**- At manalangin sa pagitan nito ng kanyang naisin at maaari ring manalangin ng mas maiksi dito at huwag niyang itaas ang mga kamay maliban kung nananalangin at huwag ituro habang nagsasabi ng ALLAHU AKBAR.**

**- Ang pagturo sa dalawang kamay ang kabilang sa mga laganap na pagkakamali ng karamihan sa mga nagsasagawa ng Hajj at Umrah.**

**- At pagkatapos; bababa siya patungong Marwah ng naglalakad at manalangin ng ayon sa kanyang kayang bigkasin para sa kanyang sarili, pamilya, at sa mga Muslim, at kapag umabot siya sa guhit na kulay berde tatakbo siya ng mabilis- ito'y para lamang sa mga kalalakihan at hindi kasali ang mga kababaihan- hanggang sa pangalawang kuhit at saka siya maglakad hanggang sa Marwah.**

## Al-Marwah:

**- Humarap sa Qiblah at bigkasin ang kanyang binigkas nang umakyat siya sa Safa' maliban sa ayah..at manalangin siya ng kaya niya, at pagkatapos; bumaba siya at maglakad hanggang umabot sa berdeng guhit at tumakbo ng mabilis hanggang sa pangalawang guhit at ipagpatuloy ang paglalakad tulad ng dati, hanggang Safa' at ganito niya kumpletuhin ang sa'iey nang pitong beses na ikot.**

**- Ang pagpunta niya sa marwah mulas safa' ay isang ikot, at ang balik niya mula marwah hanggang safa' ay ibang ikot na naman..**

**- At wala siyang sala kung magsimula siyang magsagawa ng sa'iey nang naglalakad at kapag nakaramdam ng pagod, sakit o masamang pakiramdam- hindi sana ipahintulot ng Allah- na kumpletuhin ang sa'iey sakay ng wheel-chair.**

**- Ipinapahintulot sa babaeng may regla at kapapanganak pa lamang na magsagawa ng Sa'iey ng walang Tawaf sa pagkat ang Mas'a' (lugar na dito isinasagawa ang sa'iey) hindi kabilang sa Masjidil Haram.**

***- Pagkatapos magsagawa ng sa'iey ay mag-ahit o magputol ng buhok at ang pag-ahit ay mas nakakalamang, at dapat maputulan ang lahat ng buhok.***

***- Ang babae ay putulan ang kanyang buhok ng isang pulgada ang haba.***

***- Sa pamamagitan nito magtatapos ang mga gawain sa Umrah at pagkatapos nito maaari ng gawin ang lahat bawal sa Umrah.***

***- Kabilang sa mga pagkakamali ay ang pagtakbo ng mga kababaihan sa pagitan ng dalawang berdeng guhit.***

## Ang Hajj

### Mga Haligi ng Hajj

**1- Pagsasagawa ng Ihram**
**2- Pananatili (pagtigil) sa Arafah**
**3- Pagsasagawa ng Tawaf Al- Ifada (para sa hajj)**
**4- Pagsasagawa ng Sa'iey**

**Puna: Ang sinumang maiwan ang isa sa mga haligi ay hindi ganap ang kanyang hajj maliban sa pagsasagawa dito.**

### Mga Obligado sa hajj

**1- Pagsasagawa ng Ihram sa himpilan.**
**2- Pagtigil sa Arafah hanggang sa paglubog ng araw.**
**3- Pagpapagabi (pananatili sa gabi) sa Muzdalifah**
**4- Pagpapagabi (pananatili sa gabi) sa Mina sa mga gabi ng Tashreeq**
**5- Pagbato sa mga Jamarat**
**6- Pag-ahit o pagutol ng buhok**
**7- Pagsasagawa ng Tawaf ng pamamaalam**

**Ang sinumang maiwan ang isa sa mga obligado ay dapat bayaran ng Fidya (pagkatay ng hayop) na kanyang kakatayin sa Makkah at ipamigay sa mga kapus-palad at**

**hindi maaaring kumain siya mula dito.**

## Mga Kondisyon ng pagka-obligado ng Hajj

**Para sa mga kalalakihan:**

**1- Islam (o Muslim)**

**2- Pag-iisip**

**3- Wastong gulang**

**4- Kalayaan**

**5- Kakayahan**

**At karagdagang kondisyon para sa mga kababaihan:**

**- Kondisyon para sa kababaihan ang pagsama ng mahram, siya ang sasama sa babaeng mag-hajj tulad ng asawa o ang sinumang hindi maaaring mag-asawa sa kanya ng habang-buhay tulad ng kanyang ama, anak na lalaki, kapatid, o kapatid sa pagsuso o asawa ng kanyang ina, o anak na lalaki ng kanyang asawa..ang patunay nito ay ang Hadith ni Ibn Abbas ﵁: tunay na narinig niya ang Propeta ﷺ na nagbibigay ng payo at kanyang sinasabi: ( Hindi maaaring kasama ng lalaki ang babae maliban kung may kasama siyang kamag-anak (o guardian) at hindi maaaring maglakbay ang babae maliban kung may kasamang kamag-anak, at tumayo ang isang lalaki at sinabing O Sugo ng Allah katotohanan ang aking asawa ang pumunta sa Hajj at ako ay pumunta sa isang digmaan, kaya't sinabi sa kanya ng Propeta ﷺ pumunta ka sa hajj kasama ng iyong asawa. At naiulat ni Ibn Umar ﵁tunay na kanyang sinabi: sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ: ( Hindi maaaring maglakbay ang babae ng tatlong araw malibang kung kasama ang Mahram). At ang mga hadith na tumutukoy dito ay napakarami na nagbabawal sa paglalakbay ng babae papuntang Hajj at sa ibang lugar ng walang Mahram sapagkat ang babae ay mahina at makakaranas ng mga delikado at mga kahirapan sa paglakbay at walang magtatanggol sa kanya maliban sa mga kalalakihan at delikado mula sa mga masasamang tao kaya't dapat kasama ang Mahram na magtatanggol at**

**maglalaban para sa kanya.**

## Mga Kondisyong kailangan sa Mahram

**Kondisyon sa Mahram na makakasama ng babaeng pupunta ng Hajj ang sumusunod;**
**1- Islam (o Muslim)**
**2- Pag-iisip**
**3- Wastong gulang**
**At kapag walang pag-asang makasama ang Mahram, maghanap siya ng maghajj para sa kanya bilang ganti at sundin ang mga sumusunod:**
**1- Kung ang isasagawang hajj ay bulontaryo kailangan ang pahintulot ng asawa bilang kondisyon sapagkat mawawala sa kanya ang kayang karapatan sa kanyang asawa, at maaaring niyang pigilan mula sa bulontaryung hajj.**

**2- Maaaring magsagawa ng hajj o umrah ang babae para sa lalaki bilang halili ayon sa pinagkasunduan ng mga pantas, at maaari na ring magsagawa nito para sa ibang babae, ito man ay anak niyang babae o hindi.**

**3- Kapag dinatnan ng regla ang babae sa daan papuntang hajj o nanganak, ipagpatuloy niya ang paglalakbay at kumpletuhin ang hajj at isagawa ang lahat ng Gawain ng mga kababaihang dalisay, maliban sa tawaf sapagkat hindi siya maaaring magtawaf sa Baytullllah, kung dinatnan man siyang sa oras ng pagsasagawa ng ihram, magsagawa na siya ng ihram dahil hindi kondisyon ng ihram ang kalinisan.**

**4- At isagawa ng babae sa ihram ang anumang isinasagawa ng lalaki tulad ng paligo, paglilinis sa pamamagitan ng pag-alis sa anumang kailanangang alisin tulad ng pag-ahit ng buhok at pagputol ng kuko, at walang sala kapag nagpahid ng pabango sa kanyang katawan mula sa mga pabangong walang malakas na amoy, dahil sa hadith ng Ina ng mga**

***mananampalataya Aisha ﷺ kanyang sinabi: ( Lumalabas kami noon papuntang hajj kasama ang Sugo ng Allah ﷺat binabalot namin ang aming mga noo ng pabangong musk sa pagsasagawa ng ihram at kapag pinawisan ang isa sa amin ay tumutulo sa kanyang mukha at nakikita siya ng Sugo ng Allah ﷺ at hindi niya kami pinagbabawalan.***

***5- Sa pagsasagawa ng layunin para sa Ihram,*** **tatanggagalin ng babae ang burqu' at niqaab kapag nakasuot ng ganito bago magsagawa ng ihram, sinabi ng Propeta ﷺ: (Hindi maaaring magsuot ng niqaab ang babaeng nag-ihram). At takpan ang mukha ng hindi niqaab at burqu' sa pamamagitan ng paglagay niya sa kanyang mukha ng khimar o damit kapag nakikita (o nasa harapan) ng mga kalalakihang hindi kamag-anak o at ganun din, takpan ang dalawang palad ng hindi guwantes sa pamamagitan ng pagtakip nito ng damit, sapagkat ang mukha at dalawang palad ay Awrah na dapat takpan sa harap ng mga kalalakihang hindi mahram sa pagsasagawa ng iharm at ibapa.**

**6- Maaaring isuot ng babae ang anumang naising suot ng mga kababaihan sa kanyang pagsasagawa ng ihram nang walang nakakaakit na desenyo at hindi katulad ng suot ng mga kalalakihan, at hindi masikip na nakikita pa rin ang hubog ng katawan at hindi rin manipis na nakikita sa loob at hindi maiksi na nabubuksan ang mga paa o mga kamay bagkos ito'y maluwag, makapal at mahaba. Nagkaisa ang mga pantas na maaaring magsuot ang babae ng mga damit (qamees), duru', pantaloon, khimar, sandals at walang nakatakdang kulay na dapat suotin tulad ng berde, bagkos magsuot ng anumang kanyang naising mga kulay para sa mga kababaihan tulad ng pula o berde o itim at maaaring palitan ng ibang kulay kung gustuhin niya.**

**7- kanais-nais para sa babae na bigkasin ang Talbiyah nang siya lamang ang nakakarinig at kinasusuklaman sa kanya**

***ang pag taas niya ng boses bilang pag-iingat mula sa fitnah, sa kadahilanang ito; hindi siya maaaring magsagawa ng adhan at iqamah at ang itinatagubilin para sa kanya ay ang palakpak kung nagkamali ang imam sa salah at hindi Tasbeeh.***

***8- Obligado para sa babae ang ganap na pagtatakip kapag nagsasagawa ng tawaf, at pagbaba ng boses, mababang tingin at iwasang makipagsiksikan sa mga kalalakihan lalung-lalo na sa itim na bato o sa Rukn yamani, at magtawaf nang malayo sa siksikan sapagkat ang pakipagsiksikan ay haram dahil sa fitnah at ang paglapit sa ka'abah at paghalik sa itim na bato ay sunnah (kanais-nais) lamang kapag madali itong isagawa, huwag gumawa ng kasalanan sa pamamagitan ng pagtupad ng sunnah lamang, at ang sunnah ay pagtaas ng kamay mula sa malayo kapag natapat sa itim na bato.***

***9- Ang tawaf at sa'iey ng mga kababaihan ay lahat paglalakad lamang, nagkaisa ang mga pantas na walang ram'l sa tawaf sa bahay ng Allah para sa mga kababaihan at walang rin sa pagitan ng safa' at marwah at wala rin silang Idtiba'.***

***10- Tungkol naman sa Gawain ng may regla mula sa mga Gawain ng hajj at ang dapat gawin hanggang matapos ang regla; ay katotohanan, isagawa ng may regla ang lahat ng mga Gawain sa hajj mula sa ihram, pagtigil sa Arafah, pagpapalipas ng gabi sa Muzdalifah, pagbato ng jamarat at hindi maaaring magtawaf sa ka'abah hanggat hindi natatapos ang regla, sinabi ng Propeta ﷺ kay Aisha رضي الله عنها: ( Isagawa mo ang anumang isinasagawa ng nagsasagawa ng hajj maliban sa pagtawaf mu sa bahay (ka'abah) hanggat hindi natatapos ang iyong regla).***

**Babala**: ***Kapag nagtawaf ang babae at pagkatapos niyang magtawaf ay dinatnan siya ng regla, sa ganitong pagkakataon siya'y magsagawa ng sa'iey dahil ang sa'iey***

***ang hindi kondisyon ang kalinisan.***

***11- Ipinapahintulot para sa mga kababaihan kasama ang mga mahihina na lisanin ang Muzdalifah pagkatapos ng hating-gabi at magbato ng malaking jamarat sa kanilang pagdating sa mina bilang pag-iwas para sa kanila mula sa siksikan.***

***12- Ang babae ay magputol ng dulo ng buhok para sa hajj at umrah nang isang pulgada ang haba at hindi maaaring mag-ahit..ang pulgada ay dulo ng daliri.***

***13- Ang babaeng may regla kapag nakabato sa malaking jamarat at nagputol ng buhok ay natapos na niya ang ihram at maaari niyang gawin ang anumang bawal sa ihram maliban sa asawa, maaari sa kanya ang asawa pagkatapos ng tawaful ifadah, at kapag nagtalik sila ng asawa niya dahil sa kanya, obligado siyang magbigay ng fidya, ito ang pagkatay ng tupa (kambing) sa Makkah at ipamimigay sa mga maralitang taga haram.***

***14- Kapag dinatnan ng regla ang babae pagkatapos ng tawaful ifadah, maglakbay (umuwi) na siya pagkatapos ng hajj at hindi na siya magsagawa ng tawaf ng pamamaalam, dahil sa hadith ni Aisha ﵂kanyang sinabi: ( Dinatnan ng regla si Safiyyah bint Huyay pagkatapos ng tawaful ifadah, kanyang sinabi: binanggit ko ito sa sugo ng Allah ﷺ sinabi niya: ( naantala ba niya tau? Aking sinabi: O Sugo ng Allah katotohahang siya'y nagsagawa na ng ifadah at nagtawaf na sa bahay (ka'abah) at dinatnan ng regla pagkatapos ng ifadah?sinabi niya: kung ganun maaari na siyang umalis.)***

***At naiulat ni Ibn Abbas ﵁katotohanan iniutos ng Propeta ﷺ sa mga tao na ang maging huli nilang gawin ay pagtawaf sa bahay (ka'abah), maliban sa pagpapagaan sa babaeng may regla at bagong nanganak.***

## Mga Uri ng Nusuk (Gawain sa hajj)

**1- TAMATTU' (obligado ang hadiy) : Ito ang pagsagawa ng ihram para sa umrah sa mga buwan ng hajj, ito ang SHAWWAL, DHUL QA'ADAH at unang sampung araw sa DHUL HAJJ at kanyang sabihin: LABBAYKA UMRATAN MUTAMATTI'AN BIHA ILAL HAJJ at tatapusin niya ang umrah sa pagtawaf, sa'iey at pagputol ng buhok at maaari niyang gawin ang lahat. At sa ikawalo sa buwan dhul hijja, magsagawa ng ihram mula sa kanyang lugar at lalabas siya papunta sa mga sagradong lugar at kumpletuhin ang hajj at obligado siya magsakripisyo ng tupa (kambing), kamelyo o baka at kung wala siyang makatay, dapat siyang mag-ayuno nang tatlong araw sa panahon ng hajj at pitong araw kung nakabalik na sa kanyang pamilya.**

**Maaaring gawin ng mutamatti' ang mga sumusunod:**
*** Magsagawa ng tawaf para sa umrah**
*** Magsagawa ng sa'iey para sa umrah**
*** Magputol o mag-ahit ng buhok**
*** Magtatapos ang ihram at hubarin ang damit ng ihram at ipinahintulot sa kanya ang lahat kahit pati na ang asawa.**
*** Magsagawa ng ihram para sa hajj sa araw ng tarwiyah**

**2- QIRAAN (obligado ang hadiy): Ang pagsagawa ng ihram para sa umrah at hajj nang sabay at kanyang sabihin: LABBAYKA UMRATAN WA HAJJA, kapag dumating sa makkah magsagawa siya ng tawaful qudoom (pagdating) at magsagawa ng sa'iey para sa hajj at umrah nang isang sa'iey lamang at manatili sa kanyang ihram at hubarin at pagkatapos lalabas siya papuntang sagradong lugar sa ika-walong araw ng dhul hijja at kumpletuhin ang nalalabing Gawain sa hajj na binubuo ng dalawang nusuk: umrah at hajj ngunit hindi siya magsagawa ng sa'iey sapagkat nagawa na niya pagkatapos ng tawaful qudoom,**

***itinatagubilin sa nagsasagawa ng Qiraan ang pagkatay ng tupa (kambing) o kamelyo o baka, at kung wala siyang matagpuan siya'y mag-ayuno nang tatlong araw sa panahon ng hajj at pitong araw kapag nakabalik sa kanyang pamilya.***

***3- IFRAAD (hajj lamang) walang hadiy: Ang pagasasagawa ng ihram para sa hajj lamang, at kung dumating sa meqaat kanyang sabihin: LABBAYKA HAJJAN, at kung dumating sa Makkah Al-Mukarramah magsagawa ng tawaful qudoom at magsagawa ng sa'iey para sa hajj, at manatili sa kanyang ihram hanggang matapos ang nusuk (Gawain sa hajj), at hindi obligado sa mufrid ang pagkatay ng hadiy dahil hindi niya pinag-isa ang umrah at hajj.***

***At maaaring gawin ng mufrid ng hajj lamang ang sumusunod:***
**** Pagsagawa ng ihram sa meqaat***
**** Magsagawa ng tawaful qudoom (ang tawaful qudoom para sa nagsasagawa ng Ifraad ay sunnah (kanais-nais) kung hindi niya nagawa wala siyang pananagutan).***
**** Sa'iey para sa hajj ( kapag nagsagawa ng tawaful qudoom at pumunta sa mina, siya magsagawa ng sa'iey para sa hajj pagkatapos ng tawaf ng pamamaalam).***
**** Manatili sa kanyang ihram hanggang sa araw ng pagkatay at iwasan ang mga nakakasira ng ihram. Sinabi ng Propeta ﷺ: ( Ang sinuman ang nagsagawa ng hajj at hindi nakipagtalik sa asawa (habang nasa katayuan ng ihram) at hindi gumawa ng kasalanan ay (para siyang) bumalik (pagkatapos ng hajj na Malaya sa pagkakasala) tulad ng araw ng pagkapanganak sa kanya ng kanyang ina (nang walang kasalanan). tumpak na Hadith.***

## Ikawalong-araw sa Buwan ng Dhul hijja (At-Tarwiyah)

**1- Ang nagsasagawa ng Tamattu' ay magsagawa ng ihram para sa hajj sa umaga, gawin niya bago ang ihram para sa hajj ang kanyang ginawa bago ang ihram para sa umrah tulad ng paligo, pabango at bulontaryong salah at pagkatapos mag-ihram siya mula sa kanyang kinalalagyan kung saan siya nananatili.**

**2- Ang mga nag-hajj ng Qiraan at Ifraad ay manatili sa kanilang ihram...at lalabas lahat ang nagsasagawa ng Tamttu', Qiraan at Ifraad nang sabay papuntang mina bago ang dhuhur at magdadasal sila ng Dhuhur, As'r, Magrib at Iesha sa takdang oras ng bawat salah nang hindi sabay-sabay at dasalin nang tig-dadalawang raka'at ang mga salah na may apat na raka'at (Qas'r) at magpalipas sila ng gabi ng ika-siyam ng dhul hijja sa Mina at doon din sila magsalah ng Fajar, at ang sinuman ang pumunta sa mina bago ang araw ng tarwiyah (ika-8 ng dhul hijja) siya'y magsagawa ng ihram sa mina nang umaga...at ang kanais-nais ay pagpalipas ng nag-hajj ng gabi sa mina araw ng tarwiyah...dahil kapag nagsalah ng faj'r sa ika-9 sa dhul hijja, siya'y maghihintay hanggang sa pagsikat ng araw at pupunta sa Arafat nang mahinahon at may kasamang pag-gunita sa Allah, Ang Kataas-taasan, ayon sa kanyang kayang bigaksin mula sa mga pag-gunita, pagbasa ng Qur'an, maraming pagbigkas ng LABBAYKALLAHUMMA LABBAY, at LA-ILA-HA ILLALLAH, ALLAHU AKBAR at SUB'HANNALLAH at pasasalamat sa Allah, Ang Panginoon ng lahat ng nilalang...**

## Araw ng Arafah

**Ang pagtigil sa Arafah ay kabilang sa mga haligi ng hajj, hindi tama ang hajj kung hindi ito naisagawa, sinabi Propeta ﷺ: (Ang Hajj ay Arafah). Isinalaysay Abu Dawud at Tirmizi.**

***At ang araw ng arafah ang siyang pinakamainam na sinikatan ng araw, dito magsidatingan ang mga grupo-grupo ng mga nagsasagawa ng hajj papunta sa luagr ng Arafat, sapagkat titigil ang mga Muslim sa dakilang araw na ito sa Arafat mula pagsikat ng araw hanggang sa paglubog, at sa araw na ito ipinagmamalaki sila ng Allah sa kanyang mga Anghel...***

***At sa Sahih Muslim buhat kay Aisha*** ﵂ ***katotohanan ang*** **Propeta** ﷺ ***ay nagsabi: (*** **Walang araw na may pinakamaraming pinapalayang alipin ng Allah mula sa Apoy ng empeyerno maliban sa araw ng Arafah, at katotohan Siya'y lumalapit- Ang Kataas-taasan, Ang Dakila- at ipinagmamalaki niya kayo sa Kanyang mga Anghel ang Kanyang sasabihin – Ang Kapuri-puri, Ang Kataas-taasan- anu ang kanilang hinahangad??.**

***Hinihingi natin sa Allah ang kanyang kahigtan at kabutihan...***

**Kabilang sa sunnah (kanais-nais) ang pagpunta ng** ***nagsasagawa ng hajj sa Namirah sa oras ng dhuhur kung kaya niyang pumunta, at kapag dumating ang oras ng dhuhur magbigay ng seremonya ang Imam para sa mga tao nang seremonyang paala-ala, payo at patnubay at pagkatapos magsalah sa mga nag-hahajj ng dhuhur at as'r nang sabay sa iisang oras at tig-dadalawang raka'at ang bawat salah na mayroong isang Adhan at dalawang Iqamah tulad ng ginawa ng Sugo ng Allah*** ﷺ***, hindi siya magsalah ng sunnah bago ang mga salah na ito, ni sa pagitan o pagkatapos, at dapat siguraduhin ng nagsasagawa ng hajj na siya'y nas aloob ng mga hangganan ng Arafah pagkatapos niyang magsalah.***

## Mga Pagkakamali sa Araw ng Arafah

**** Pagpunta sa labas ng mga hangganan ng Arafah at ang kanilang pananatili doon hanggang sa paglubog ng araw***

***at pagkatapos pupunta sila sa Muzdalifah at sinuman ang gumawa dito ay walang pananagutan.***

**** Paglisan mula sa Arafah bago lumubog ang araw, ito ay hindi maaaring gawin dahil salungat sa ginawa ng Propeta ﷺ.***

**** Pakikipagsiksikan at pagtutulakan dahil sa pag-akyat sa bundok ng Arafah at pagpunta sa tuktuk nito, at paghaplus-haplus dito para humingi ng tulong, at pagsalah doon, ito ay Bid'ah (bago sa Relihiyon) na walang basihan mula sa pananampalataya, at bilang karagdagan; ang nagiging resulta nito na masama sa kalusugan at pangangatawan.***

**** At kabilang sa mga laganap na pagkakamali ang pagharap sa bundok ng Arafat tuwing nananalangin (nag-dudu'a), at ang sunnah ay ang pagharap sa Qibla (ka'abah) kung nananalangin.***

## Muzdalifah

***Sa paglubog ng araw ng ika-siyam sa buwan ng dhul hijja pupunta ang mga nagsasagawa ng hajj- kasama ang biyaya ng Allah- sa lugar ng Mash'aril Haram – Muzdalifah – para doon sila magsalah ng Magrib at Iesha nang sabay at dalawang raka'at ang Iesha, na may isang adhan at dalawang iqamah sa kanilang pagdating mismo doon, at dapat silang magpalipas ng gabi doon na ginugunita ang Allah at nagpapasalamat sa kanyang kahigtan at kabutihan dahil sa Kanyang pagkaloob sa kanila na masaksihan ang pagtigil sa Arafat.***

## Mga Pagkakamali sa Muzdalifah

*** Ang Pamumulot ng bato bago magsalah ng Magrib at Iesha nang sabay at maiksi.**

*** Paniniwala na ang batong ibabato sa jamarat ay dapat pulutin sa Muzdalifah.**

*** Paghugas ng batong ibabato sa jamarat sapagkat hindi napag-alamang ginawa ng Propeta ﷺ.**

**At ang sunnah ay pagpapalipas ng gabi ng nagasasagawa ng hajj sa Muzdalifah hanggang sa pagsalah nila ng faj'r doon at ipinahintulot para sa mga kababaihan, mga mahihina at mga bata at ang sinuman ang nagtataguyod sa kanilang pangangalingan ang pag-alis papuntang mina pagkatapos ng hating-gabi...**

**Kapag nagsalah ang hajj ng faj'r kanais-nais para sa kanya na tumigil ( o tumayo) sa Mash'aril Haram na siyang bundok sa Muzdalifah o kahit saang lugar sa Muzdalifah nang nakaharap sa Qiblah (ka'abah), damihan ang paggunita sa Allah, pagbigkas ng ALLAHU AKBAR, at anu mang kaya niyang panalangin, at pagkatapos, umalis siya papuntang mina bago sumikat ang araw at habang naglalakad maaari siyang mamulot ng pitong pirasong maliliit na bato para ibato sa malaking jamarat (Al-Aqabah) at ang iba ay pupulutin niya sa mina at ipagpatuloy ang paglalakad – sa biyaya ng Allah- papuntang mina habang binibigkas ang Talbiyah na may pagpapakumbaba sa Allah at maraming paggunita sa Kanya.**

# Mina

## Pagdating ng nagha-hajj sa Mina:

**-Kapag dumating ang nagha-hajj sa mina dapat siyang pumunta agad sa jamarat aqabah, na siyang jamarat na malapit sa Makkah at kapag dumating na sa jamarat aqabah, isasagawa niya ang sumusunod:**

**1- bumato sa jamarat aqabah ng pitong bato nang sunod-sunod, banggitin ang ALLAHU AKBAR sa bawat pagpukol.**
**2- Magkatay ng Hadiy (tupa, baka o kamelyo) kung obligado sa kanya, at kumain siya mula rito at ipakain sa mga mahihirap.**

**3- Mag-ahit o magpaputol ng buhok sa ulo at ang pag-ahit ay mas nakahihigit, at ang babae ay putulan ang buhok ng isang pulgada ang haba.**

*** Ang ganitong pagkasunod-sunod ay nakahihigit ngunit kapag inuna ang iba ay wala siyang sala.**

## Ika-sampu sa Buwan ng Dhul hijja

**- Siya ang araw ng pagkatay, unang araw ng Eidil Adh'ha, sinasalubong ng mga Muslim sa buong mundo, at ang mga nagsasagawa ng hajj ay nasa lugar ng mina na may takdang Gawain, sa pinagpalang araw ng ideal adh'ha sila'y maligaya at nagagalak sa ibinigay na biyaya sa kanila ng Allah, kinakatay nila ang kanilang mga hadiy bilang pagpapalapit sa Allah – Ang Kapuri-puri at Kataas-taasan- , magsimula ang nagsagawa ng hajj ng takbeer (pagbigkas ng ALLAHU AKBAR) sa araw ng Ied pagkatapos ng pagbato sa jamarat aqabah, binibigkas ang: ALLAHU AKBAR, ALLAHU AKBAR, ALLAHU AKBAR, LA-ILA-HA ILLALLAH, ALLAHU AKBAR, ALLAHU AKBAR WA LILLA-HIL HAM'D.**

## Mga Pagkakamali sa pagbato ng Jamarat

*** Paniniwala ng iba na kanilang binabato ang mga shaytan (demonyo), binabato nila ito nang may kasamang galit dahil sa mga shaytan, hindi ipinag-utos ang pagbato sa jamarat maliban upang magunita ang Allah.**

*** Pagbato ng jamarat ng malalaking bato o ng mga sapatos o mga kahoy, ito'y lampas sa turo ng Relihiyon na ipinagbawal ng Propeta ﷺ.**

*** Pakikipagsiksikan at patayan sa pagbato ng jamarat dahil sa pagbato, ito'y malaking kamalian, ang dapat sa nagsasagawa ng hajj ay mahinahon sa kanyang mga kapatid at pagbato ng jamarat sa wastong lugar sa loob ng bakod ng jamarat tinamaan man ang poste o wala.**

*** Pagbato sa mga bato nang sabay-sabay ng isang beses lamang, sa ganito paraan ay isang bato lamang ang mabibilang sa kanya at ang itinatagubilin ay pagbato ng mga bato nang paisa-isa, sunod-sunod at pagbigkas ng ALLAHU AKBAR sa bawat bato. Kapag nabato ng nag-hahajj ang jamarat aqabah at nakapag-ahit o nagputol ng buhok, tunay na nakumpleto niya ang unang Tahallul, maaari niyang gawin ang lahat ng nakakasira sa Ihram maliban sa pakipagtalik sa asawa.**

## Tawaful Ifadah (tawaf ng hajj)

**Ang Tawaful ifadah ay kabilang sa mga haligi ng Hajj hindi kumpleto ang hajj kung wala ito..**

**- Pagkatapos magbato ng jamarat aqabah ang nagsasagawa hajj sa umaga ng ied bababa siya papuntang Makkah upang magsagawa ng pitong ikot na tawaful ifadah sa ka'abah at magsagawa ng sa'iey ng pitong ikot kung ang kanyang hajj ay tamattu' at kung hindi siya nagsagawa ng sa'iey kasama ng tawaful qudoom nang**

**dumating siya at sinuman man ang nagsagawa ng qiraan at maging ang ifraad, at maaaring ipagpaliban ang tawaful ifadah hanggang pagkatapos ng mga araw sa mina at ang pagbaba papuntang Makkah pagkatapos ng pabato sa mga jamarah.**
**At kapag natapos ng nagsagawa ng hajj ang tawaful ifadah sa araw ng pagkatay ipinapahintulot na para sa kanya ang lahat ng nakakasira ng Ihram pati na ang babae (asawa).**

## Mga Araw ng Tash'reeq

**Magsisimula sa gabi ng ika-11 ng Dhul hijja, kaya't pagkatapos ng tawaful ifadah sa araw ng pagkatay, babalik ang naghahajj sa Mina upang magpalipas doon ng tatlong gabi ng Tashreeq.**

*** o pagpalipas ng dalawang gabi lamang para sa sinumang nagmamadali, bilang patunay ang sinabi ng Allah ﷻ: ( At gunitain ninyo ang Allah sa panahon ng natatakdang mga araw, datapuwa't kung sinuman ang magmadali na lumisan (sa Mina) pagkaraan ng dalawang araw, ito ay hindi isang kasalanan sa kanya at sinumang pagpaiwan (sa Mina sa ikatlong araw), ito ay hindi kasalanan sa kanya kung siya ay umiiwas (sa paggawa ng kasalanan), at matakot kayo sa Allah at dapat niyong malaman na katotohanang kayo ay titipunin tungo sa kanya).**

**Obligado sa nagsasagawa ng hajj ang sumusunod:**
*** Pagbato ng tatlong jamarat pagkatapos ng tanghaling-tapat sa mga araw ng kanyang pananatili sa Mina.**
*** Pagbigkas ng ALLAHU AKBAR sa bawat bato**
*** Pagpaparami ng paggunita at panalangin**
*** laging mahinahon**
*** Iwasan ang pakikipagsiksikan, pakipag-away, at gulo.**

## Pagbato ng Jamarat

*** Kanais-nais pagkatapos ng pagbato sa maliit na jamarah at ang nasa gitna na huminto at humarap sa qiblah, nakataas ang dalawang kamay at manalangin nang anumang kanyang nais...at hindi na siya hihinto sa malaking jamarah (aqabah) at huwag ng manalangin pagkatapos ng pagbato dito.**

*** Sinumang nais magmadali pagkaraan ng dalawang araw ay dapat siyang bumato sa tatlong jamarat sa ika-12 araw pagkatapos ng tanghaling-tapat.**

**At lumabas mula sa mina bago lumubog ang araw, at nanatili siya sa mina dapat siyang magpalipas ng gabi doon ng ika-13 at bumato ng jamarat sa araw ng ika-13 kung hindi pa siya nakapaghanda sa pagmamadali dahil kung nagkaganun! Maaari siyang umalis at hindi na siya obligadong magpalipas ng gabi.**

## Tawaf ng Pamamaalam

**Pagkatapos lumabas mula sa Mina, pupunta ang mga nagsasagawa ng hajj sa Makkah Al-Mukarramah para sa tawaf sa Lumang Bahay (ka'abah), at pagkatapos magsidatingan ang mga naghahajj mula sa pagsagawa ng mga Gawain sa hajj, mga haligi at mga dapat gawin dapat ang tawaf ng pamamaalam ang siyang maging huling Gawain sa bahay ng Allah bilang pagsunod sa utos niya (Propeta ﷺ) na nagsabi: ( Huwag umalis ang isa sa inyo malibang ang maging kahuli-huliang Gawain ay sa Bahay (tawaf)).**

**At ang tawaf ng pamamaalam ay siya ang pinahuling obligasyon sa hajj na dapat isagawa ng naghahajj bago siya maglakbay pabalik sa kanyang lugar at lahat obligado maliban sa babaeng mayroong regla at bagong nanganak.**

## Ang Masjid ng Propeta ﷺ

**Ang Madinah ay lugar kung saan lumikas ang Propeta ﷺ galing Makkah at kanyang tirahan, nandito ang banal na Masjid ng Propeta ﷺ na siyang pangatlo sa mga Masjid na hindi itinatagubiling maglakbay upang dalawin maliban sa mga Masjid na ito tulad ng sinabi ng Propeta ﷺ : ( Hindi itinatagubiling maglakbay upang dumalaw maliban sa tatlong Masjid, 1- Masjid Al-Haram 2- Ang Masjid ko na ito, 3- At Masjid Al- Aqsa).**

**Kahit na hindi kondisyon o obligado sa pagsagawa ng hajj ang pagdalaw sa Masjid ng Propeta ﷺ o walang kinalaman sa hajj at wala ng Ihram ngunit ito parin ay itinatagubilin at kanais-nais na dalawin kahit anung oras sa loob ng isang taon, kapag binigyan ng Allah ng pagkakataon ang isang tao ay ginawang madali sa kanya ang pagdating sa dalawang banal na lugar kanais-nais ang pagpunta niya sa Madinah An-Nabawi upang makapagsalah sa masjid ng Propeta ﷺ at pagbati sa Sugo ng Allah ﷻ Ang salah sa Masjid ng Propeta ﷺ mas nakakahigit kaysa isang libong salah sa ibang masjid maliban sa Masjid Al-Haram...sapagkat ang salah sa Masjid Al-Haram ay katumbas ng isang daang libong salah.**

## Pamamaraan ng Pagdalaw

### * Pagdating ng dumadalaw sa Masjid ng Propeta ﷺ:

**- Maunang ihakbang ang kanang paa sa pagpasok habang binbigkas ang : BISMILLAHI WAS SALA-TU WAS SALA-MU ALA RASU-LILLAH AUDHUBILLA-HIL ADHEEM WA WAJHIHIL KAREEM WA SULTA-NIHIL QADEEM MINAS SHAYTA-NIR RAJEEM, ALLAHUMMAF TAHLI ABWA-BA RAHMATIK.**

**- at ganito rin ang itinatagubiling panalangin tuwing papasok sa lahat ng masjid.**

*** pagkatapos pumasok sa Masjid ng Propeta ﷺ:**

**- magsalah agad ng dalawang raka'ah na tahiyyatul masjid, at mas maganda sana magsalah Rawdah kung kaya, at kung hindi, maaaring magsalah sa anumang bahagi ng masjid at pagkatapos, pupunta siya sa libingan ng Propeta ﷺ at tumayo sa harapan habang nakaharap dito at magsimula sa pgbati sa kanya ﷺ nang magandang paraan at mahinang boses na binibigkas ang: ASSALA-MU ALAYKA AYYUHANNABI WARAHMATULLAHI WABARAKATUHU at mag-alay ng salawat sa kanya, at kung ang iyong sinabi ay: ALLA-HUMMA A'TIHIL WASEELATA WAL FADEELATA WAB HATH'HUL MAQAAMAL MAH-MOODALAZI WA AD'TAHU, ALLAHUMMA AGIZ'HU AN UMMATIHI AFDALAL JAZA, maaari na rin, at pagkatapos, siya lilingon ng kunte sa kanan para tumayo sa harap ng libingan ni Abu Bak'r As-Sedeeq رضي الله عنه at batiin siya at manalangin para sa kanya ng habag at kapatawaran.**

**- at pagkatapos, lumingon muli nang kunte para humarap sa libingan ni Omar bin Al-Khattab رضي الله عنه at bumati sa kanya at manalangin para sa kanya ng habag at kapatawaran.**

**Mga Puna:**

**Katotohana, ilan sa mga dumadalaw sa Masjid ng Propeta ﷺ ay nakagagawa sila ng mga pagkakamali na kabilang sa mga Bid'ah na walang wastong basihan (mula sa pananampalataya) at hindi napag-alaman mula sa mga kasaman ng Propeta ﷺ at kabilang sa mga pagkakamaling ito:**

**- Paghaplus-haplus sa bintana ng Hujrah o sa mga ding-ding ng Masjid (bilang panalangin o paghingi ng tulong).**

**- *Pagharap sa libingan tuwing nananalangin. At ang tama ay pagharap sa Qiblah (ka'abah) tuwing nananalangin.***

**Mga Kanais-nais gawin ng dumadalaw:**

**1- *Pagdalaw sa mga libingan sa Baqe' na binubuo ng maraming mga Sahabah (kasamahan ng Propeta ﷺ) kabilang na dito ang pangatlong khalifah Uthman bin Affan* ؓ.**

**2- *Pagdalaw sa mga libingan ng mga martir sa Uhod kabilang na sa kanila ang pinuno ng mga martir Hamza bin Abdul Muttalib ؓ, mag-alay ng pag-bati at panalangin para sa kanila at kanilang sabihin sa pagdalaw ng mga libingan:* ASSALA-MU ALYKUM AH'LAD DIYAAR MINAL MU'MINEEN WAL MUSLIMEEN WA INNA INSHA ALLAH BIKOM LAHIQOON WA NAS ALULLAHA LANA WA LAKOMUL A'FIYAH.**

**3- *Pumunta nang malinis sa Masjid Quba' na siyang pinaka-unang masjid na itinayo sa Islam para bisitahin nila at magsalah doon, tulad ng ginawa ng Propeta at itinagubilib, sinabi ng Propeta ﷺ sa hadith ni Sah'l bin haneef ؓ: ( Sinuman ang magsagawa ng kalinisan (wudu) sa kanyang tahanan at pagkatapos, pumunta siya sa Masjid Quba' at nagsalah doon ng salah magkaroon siya ng gantimpalang tulad ng gantimpala ng Umrah). At naitala sa Saheehain mula kay Ibn Omar ؓ kanyang sinabi: ( Bumibisita noon ang Propeta ﷺ sa Masjid Quba' nang nakasakay at naglalakad at nasasalah soon ng dalawang raka'ah).***

**4- *At wala ng mga masjid o lugar sa Madinah pagkatapos ng Quba' na itinagubulin ang pagdalaw, kaya't huwag nang pahirapan ng isang tao ang sarili sa palipat-lipat o pagpunta dito o doon o sa lugar na wala namang nakakamit na gantimpala.***

